# REGLAMENTO

NANG

BANAL NA CATIPUNAN

NANG

# SAGRADA FAMILIA

SA NAZARET

Con las licencias necesarias

MANILA

IMP. DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1893

NOS DOCTOR D. FR. BERNARDINO NOZALEDA DE VILLA, DEL SAGRADO ÓRDEN DE PREDICADORES, POR LA GRACIA DE DIOS Y DE LA SANTA SEDE APOSTÓLICA ARZOBISPO DE MANILA, METROPOLITANO DE LAS ISLAS FILIPINAS, SUBDELEGADO CASTRENSE, DEL CONSEJO DE S. M., ETC.

Por las presentes y por lo que á Nos toca, concedemos la licencia necesaria para que pueda imprimirse y publicarse el manuscrito tagalog titulado: «Reglamento nang banal na Catipunan nang Sagrada Familia sá Nazaret,» en atención á que del exámen y censura que de nuestra órden se ha hecho del referido manuscrito, resulta que en este nada hay contrario á la fé y sana moral.—Manila, 13 de Mayo de 1893.—Fr. BERNARDINO, Arzobispo.—Por mandado de S. E. I. el Arzobispo mi señor.—TOMÁS G. FEIJÓO, Secretario.

# REGLAMENTO

NANG

# BANAL NA CATIPUNAN

NANG

# SAGRADA FAMILIA

I. *Adhica nang Catipunan.*— Ang cabanalbanalan nating Amang Papa León XIII, ó icalabing tat-lo nitong ngalan sa caniyang Breve Apostólica, isang maieling sulat baga, na ang unang salita,i, *Neminem fugit*, na ilinagda sa boong cacristianohan nang icalabing apat

mento. Natutungcol naman sa caniya ang pagtangap nang manga relación nang manga Parroquia at manga familia sa boong mundo na ibig pasulat sa manga registro nang banal na Asociación ó Catipunan; siya nga ang mamumuno sa manga pagcacatipon at funciones religiosas na gauin nang Asociación sa Roma, ó maghahalal nang cahalili na isa ring Prelado ó puno. Sa catapusa,i, natutungcol sa caniya ang pagdinig sa manga consejero sa lahat nang bagay na natutungcol dito sa banal na Catipunan, lalong lalo na sa manga bagay na canilang magaganap dahil sa canilang catungculan at sa anomang mayroong cahirapan ang pagganap.

b) Tatlong Prelado ó puno nang Santa Iglesia na tumatahan sa Roma, at isa sa canila,i, ang tina-

tauag na Secretario *Pro tempore* nang Sagrada Congregación de Ritos, na casama ang Cardenal Presidente, ay dadalo nang boong casipagan sa manga junta, at diya,i, ipahahayag ang canilang panucala at sasabihin sa Presidente yaong lahat na inaacala nilang paquiquinabangan nang catipunan, at cacalingain nilang mabuti ang manga bagay na natutungcol sa icagagaling nang naturang Catipunan. Maquiquisama sa canila ang isang Sacerdote, na pinili nang Presidente, at may catungculang Secretario, na magtatala nang manga bagay na lalong mahalaga na pag-uusapan sa manga pagpupulong; ipahahayag ang inaacalang lalong nararapat sa icararagdag nang Catipunan; catungculan niya ang pangangasiua sa manga documentong ihahayag, at

ipagbibigay alam na lahat sa Presidente nang mangyaring macamtan ang quinacailangang capahintulutan sa ucol na paraan.

Ang Secretario,i, tutulungan nang isang Sacerdote rin, na may pahintulot ang Presidente, at ang caniyang catungculan ay Vice-Secretario. Natutungcol sa caniya ang manga sulat na ipadadala sa manga Obispo, ang pagsagot sa manga sulat na sa canila,i, tinatangap, ayon sa itinuturo nang Cardenal Presidente, at ihaharap sa caniya at sa Secretario nang canilang firmahan. Magcacaroon siya nang isang archivo na caniyang pamamahalaan, na doon iingatan ang lahat nang manga sulat camay, manga limbag, manga larauan, manga cédula nang paquiquipisan at iba pang nauucol sa manga nacacapi-

san, ayon sa manğa disposición nang consejo. Ihaharap ang isang mahusay na relación at ipagbibigay cuenta sa Presidente ang lahat nang manğa pinagcacagastahan.

III. *Pamamahala nang Catipunan sa labas nang Roma.*—a) Ang manğa Obispo diocesano ay maghahalal nang isang Sacerdote, na sa boong macacayanan ay ang lalong carapatdapat sa cargo nang Director nang Catipunan, at caniyang pucauin ang pagmamasaquit sa icagagaling nang catipunan at ipatungcol ang pagbibigay alam sa caniya nang lahat na nauucol sa naturang Catipunan.

b) Ang Director diocesano ay tutulong sa caniyang gaua at cahatulan sa manğa directores Parroquiales, nang canilang ganapin ang canilang manğa catungculan

na calaquip ang dapat na casipagan at cabaitan. Hihingan silang sulit nang cabilangan at manĝa nĝalan nang manĝa familiang nasusulat sa catipunan, at magcacaroon siya nang registro na pagcacaquitaan nang manĝa Parroquia at manĝa familiang nacacapisan, nang macapagpadala sa Roma nang isang copiang catulad na catulad nang naturang registro.

c) Gaganapin ang catungculan nang pagca Director Parroquial nang baua.t, isang Cura; titangapin nila ang manĝa ituturo nang Director diocesano, nang lalong maganap nila ang canilang manĝa catungculan, at sa caniya ipadadala ang manĝa lista nang manĝa familiang nacacapisan. Taon taon, sa isang arao na taning, ay papanibagohin itong registro, ipagbi-

bigay sulit ang manga bagong nacacapisan na napasulat. Nang mangyaring masulong at cumalat ang pagbibigay dangal sa Sagrada Familia ay nararapat na pangaralang hicayatin nang manga Párroco ang canilang manga feligreses nang sila,i, maquipisan sa catipunang ito, lalong lalo na sa manga arao nang fiesta nang ating mahal na Panginoon, nang sa cabanalbanalang Vírgen at nang cay San José, capag papanibagohin nang hayag at daquila ang paghahandog nang manga nacacapisan, at capag ipagdiriuang sa Simbahan sa bayan ang anomang fiesta sa pagbibigay galang sa Sagrada Familia na ipanubaya, sa mabait na pamamahala nang Director ang pagtataning nang arao at nang paraang gagauin. Mangyayaring tulungan ang manga

Director local nang mañga seglar, maguing lalaqui at babayi man, na lalong natatañgi dahil sa canilang cabanalan at mangyayari dahil sa canilang calagayan na lubhang macatulong sa gauang ito.

d) Nang mangyaring maganap ang catungculang ito nang mañga seglares na napipili, ay susundin nila ang mañga sinasabi nang Párroco, at tutulong sila sa icasusulong at icalalathala nitong banal na Catipunan sa pamag-itan nang canilang mañga panalañgin, nang pagbibigayan nang mañga cahatulan at magagandang halimbaua sa cabanalan, na siyang paraang lalong mabisa sa ipagcacamit nang ninanasa.

IV. *Mañga catungculan nang mañga nacacapisan.*—a) Ang caunaunahang titicahin nang mañga na-

susulat sa Catipunang ito,i, ang pagtulad sa alin man sa manga cabanalan nang Sagrada Familia sa Nazaret, na si Jesús, ni María at ni José, na iniuan nila sa lupa ang manga catacatacang halimbaua sa lahat nang manga calagayan nang manga tauo at lalong lalo pa sa manga duc-ha na nabubuhay sa canilang capagalan. Pagmalasin nila lalong lalo na yaong manga cabanalang totoong natatapat sa icapaguiguing banal nang pamamahay, sa macatouid baga,i, ang pag-iibigang cristiano, lalong lalo na sa mag-asaua, ang pagcatuto nang aral nang Dios nang manga Anac, ang casunuran at paggalang nang nañgaturang anac sa canilang manga magulang, ang capayapaan at pagcacasundo sa bahay at iba pang ganganito. Pacailagan ang manga

vicio at manga casalanan at lalong lalo pa yaong tanging nacapapangit sa ngalang Cristiano at nacapagbibigay poot na lubha sa Sagrada Familia, gaya nang manga pangungusap na nalalaban sa pananampalataya at mahahalay, ang casiraan nang manga caugalian at iba pang ganganito.

b) Magcocompisal at maquiquinabang sa manga daquilang fiesta sa boong isang taon at sa arao na paninibagohin ang paghahandog nang manga familia.

c) Pagpipilitang ganapin ang manga utos nang Santa Iglesia, na totoong pinahahamacan sa panahong ito nang casiraan nang manga ugali at nang capangahasan, at itatanging lubha ang pagganap niyong manga utos, na cung ganapin ay nacapagbibigay nang ma-

gandang halimbana sa iba, gaya nang paquiquinig nang misa sa manga arao nang fiesta ang pag-aayunar at pangingilin sa pagcain sa manga tanong na panahon at iba pang ganganito.

(d) Ipagdiriuang nang tangi ang manga fiestang sarili nang banal na Catipunan, na pinagyaman nang indulgencia plenaria nang Sumo Pontífice, at lalong lalo pa ang fiesta nang Sagrada Familia sa Lingong sumusunod pagcatapus nang fiesta nang tatlong Hari, sa arao na yaon, cung ualang bagay na lalong minamarapat ang manga Director Parroquial, ay papanibagohin ang paghahandog nang manga familia.

e) Pagpilitang lubha na dasalin nang calahatan minsan man lamang isang arao at sa harap nang isang

larauan nang Sagrada Familia, ang ilang mangã panalangin, at ipinagtagobilin nang tangi ang Santísimo Rosario.

f) Ang lahat nang mangã binanguit na mangã pagsasanay sa cabanalan at totoong ipinagtatagobilin namin sa mangã nacacapisan dito sa banal na Catipunan, cung hindi maganap ay hindi ipagcacasala.

Initagda sa Roma sa palacio nang Vaticano, sa Dominica infraoctava nang Epifanía, icaualong arao nang Enero de 1895.—L. M. Card. Vic. Presidente.—C. Mancini, Secretario.

## TADHANA.

Gaya nang naquita natin sa reglamento, ay ang banal na Catipu-

nan nang manga familiang binyagan, ay hindi nagbibigay nang anomang bagong catungculan, at hindi nacasisira caonti man sa ibang manga Catipunan ó Cofradía. Ang pinacadaquilang adhica nang catipunang ito, ay malayo sa manga familia ang pagcacasala sa Dios; ang manatili sa manga bahay ang pagdadasal nang calahatan nang Santo Rosario sa gabí, at masulong ang baua,t, isa sa manga tauo sa pagsunod nang canicanilang manga catungculan at sa pagganap nang manga cabanalang nauucol sa bahay.

## MANGA INDULGENCIANG IPINAGCACALOOB.

### Manga plenaria.

1. Sa arao na gauin nang familia ang paghahagdog.—2. Taon

taon, sa arao na papanibagohin ang caniyang pangaco.—3. Sa arao nang Pangangamac sa ating Panginoong Jesucristo, sa Circuncisión ó Bagong taon, sa Tatlong Hari, sa Pasco nang Pagcabuhay at sa Pag-acyat sa langit nang ating Panginoong Jesucristo; sa Inmaculada Concepcion, sa Pangangamac sa mahal na Vírgen, sa Paghati, sa Candelaria at Pag-aacyat sa langit sa mahal na Vírgen; sa fiesta ni San José, sa caniyang Desposorio at Patrocinio.—4. Minsan sa isang buan, sa alin mang arao, houag lamang hindi ganapinag lubos ang pangaco na magtitipon ang familia sa pananalangin sa harap nang larauan nang Sagrada Familia sa Nazaret.—5. Sa oras nang camatayan.

Ang manga indulgenciang ito ay humihingi na magcompisal at ma-

quinabang at dumalao sa isang Simbahan ó Capillang hayag, liban na lamang sa ipinagcacaloob sa oras nang camatayan, na macacamtan sa pagtangap nang Santo Viático, ó cundi mangyaring matangap ay sambitin nang bibig ó sa loob man lamang ang casantosantosang ngalan ni Jesús.

## Manga indulgencias parciales.

1.º Indulgenciang pitong taon at pitong cuarentenas sa baua,t, isa, sa familia cailan ma,t, maquisama sa iba sa pagdarasal nang panalangin sa gabi; sa paquiquisama sa pagsasanay sa cabanalan na guinagaua nang manga Asociado ó nacacapatid sa Simbahan; at sa pagdalao sa Simbahan ó Capillang hayag, sa manga arao nang Visita-

ción, sa Presentación ó pagharap sa Templo nang mahal na Vírgen at sa caniyang Patrocinio.—2.° Indulgencia na tatlong daang arao sa lahat na naquiquisama sa familia, at magdasal nang panalanging ilalagay sa ibaba: at tatlong daang arao din naman cailan ma,t, darasalin itong manĝa jaculatória: «*Jesús, José at María, ibinibigay co sa inyo ang aquing puso at caloloua: Jesús, José at María, tulunĝan ninyo aco sa pagcalagot nang aquing hininĝa: Jesús, José at María, pumanao sa boong capayapaang casama ninyo ang aquing caloloua.*»—3.° Indulgenciang dalauang daang arao sa alin mang arao na dasalin itong jaculatoria: «*Jesús, María at José, liuanagan ninyo cami, tulunĝan ninyo cami, ipag-adya ninyo cami. Siya naua.*»—4.° Indulgenciang isang daang arao sa baua,t,

familia, na magpilit pasulat sa Catipunan.—5.º Indulgenciang anim na puong arao sa touing maquiquinig nang misa; sa pagdarasal nang limang *Ama namin* at limang *Aba Guinoong Maria*; cung payapain ang manga familiang hindi nagcacasundo; cung hicayatin sa daang matouid ang manga nasisinsay; cung magturo nang doctrina cristiana sa manga bata, ó gumaua nang anomang mabuting gaua sa icagagaling nang Catipunan.

Itong lahat nang manga indulgencia plenaria man ó parcial man ay maipatutungcol sa manga caloloua sa Purgatorio.

## PARAAN
### NANG PAGHAHANDOG NANG MANGA FAMILIA.

¡Oh Jesús, caibig-ibig naming Mananacop! na noong mangaling ca pô sa langit upang maliuanagan ang mundó nang ilao nang iyong aral at halimbauà, inibig mo pong magdaan ang lalong malaquing bahagui nang iyong buhay sa maralitang bahay sa Nazaret, na sumunod ca po,t,

namintuhò cay María Santísima at cay San José, at pinuspos mo pô sa paraang itó nang casantosan ang Familiang yaon, na siyang maguiguing uliran nang lahat nang familiang binyagan; tangapin mo pong malumanay ang aming familia na humahandog pong lubos sa iyó. Ipagtangol mo pô siyá, ingatan mo pô siyá; at papanatilihin mo pò sa caniyá

ang santong tacot sa iyó at ang capayapaa,t, pagcacasundô nang pag-iibigang cristiano, upang, sa pagsunod sa magandang halimbauà na ipinamalas mo pô, ay maparis sa iyong camahalmahalang familia, at caming lahat na nasasaclao nang familiang itó ay magcamit nang caloualhatiang ualang hangan.

¡Oh lubhang masintahing María, Iná ni Jesu-

cristo at Iná namin! alang-alang sa iyó pong caauaan at pagcamahabaguin, ay pagpilitan mo pô na marapating tangapin ni Jesús itong paghandog namin, at ipagcaloob sa amin ang caniyang mañga biyayà at bendición.

¡Oh José, cabanalbanalang tagá pagcaliñga cay Jesús at cay María! tuluñgan mo pô camí nang iyong mañga pama-

manhic sa manga cailañgan nang caloloua, t, catauan, at nang aming mapasalamatan at mapuring ualang hangan na casama mo pô at nang cabanalbanalang Virgen María ang ating camahalmahalang mananacop na si Jesucristo.

## PANALANGING

DADASALIN ARAO ARAO SA HARAP NANG ISANG LARAUAN NANG SAGRADA FAMILIA.

¡Oh lubhang masinta-

hing Jesús! na sa paraan nang di masayod na manĝa cabanalan at manĝa halimbauà nang pamumuhay sa bahay na iyo pong ipinaquita, ay pinuspos mo pô nang casantosan ang Familiang pinilì mo pô dito sa lupà, tingnan mo pô nang boong caauaan itong familia na sa pagcaluhod sa iyó pong paanan, ay humihibic na iyó pong cahabagan. Alalahanin mo

pô na ang familiang itó ay iyó, sapagca,t, sa boong cataimtiman ay humandog pô sa iyó ng̃ tang̃ing paglilingcod. Ipagtangol mo pô nang maning̃as na calooban, iligtas mo pô sa dilang panganib, tulung̃an mo pô sa dilang cailang̃an at pagcalooban mo pô nang gracia na manatiling laguì sa pagtulad sa iyó pong Sagrada Familia, upang cung paglingco-

ran ca pô namin nang tapat sa buhay na itó at ibiguin ca pô namin sa lupà, ay maugyaring auitin namin sa langit ang ualang hangang pagpupuri pô sa iyó.

¡Oh Maríang catamistamisang Iná! nagsasacdal pô camí sa iyong pagaampon, at inaasahan namin na didinguin nang bugtong mo pong Anac ang iyong mañga dalañgin.

At icao pô, lubhang maloualhating Patriarca San José, tulungan mo pò camí nang iyong macapangyayaring pagcacandilí, at ilagay mo pò ang aming mañga pagmamacaauà sa camay ni María upang ihandog niyá cay Jesucristo.

Jesús, María at José, liuanagan ninyo cami, tulungan ninyo cami, ipag-adya ninyo cami.